Filipino

PAG-USAPAN PO NATIN!

www.pagusapan.com

البشرى

مجلة لنتحاور - ملحق مجلة البشرى باللغة الفلبينية

Year 6, Issue 55, Feb- Mar 2013 IPINAMIMIGAY NG LIBRE

العدد ٥٥ - فبراير ٢٠١٣ م

# KALUSUGAN

## Ikaw at ang Iyong Pamilya

Maging Aktibo

Massage Theraphy All Around Remedy



Hala February

المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center
UPANG TAYO'Y MAGKILALANAN ... لنتعارف

جمعية النجاة الخيرية



# Pinoy Directory Kuwait

**PHILIPPINE EMBASSY KUWAIT**
Faiha Area, Block 6, Villa No. 153
Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road
Tel. 22511806 ext. 2013 e-passport
Tel. 22511806 ext. 2015 marriage inquiry
Tel. 22528422 ext. 2001 operator
Fax: 22511805
www.philembassykuwait.gov.kw

**POLO (Phil. Overseas Labor Office)**
Faiha Area, Block 6, Villa No. 152
Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road
Hotline: 995-58527
Tel. 22528433, 22525082
Email: polokuwait2012@yahoo.com
Email: jabriyaowwakwt2011@gmail.com

## COMPUTER SCHOOL

**ICSA-CITC Computer Institute**
8th Floor, Panasonic Tower
Behind KFC, Maliya, Kuwait City
Tels. 22467301, 22403408
99302850, 96621592, 66001263
Email: info@icsa.us
Website: www.icsa.us

## FILIPINO PEDIATRICIAN

**DR. EMILY ZAPANTA**
Al-Sayegh Clinic, Mangaf Coastal Road
Opposite Fahaheel Sea Club
Tel. 65845687
Email: info@alsayeghclinic.com

## PINOY CARGO/FORWARDER

**CEBUANA GULF Express Cargo**
12 Al-Aziziya, Al-Asfour-2 Complex
(Back of Sultan Center), Mangaf, Kuwait
Tels. 23717182, 66610870, 69900554, 55775199
Contact: Ms. EVA
Email: cebuanagulfcargo@yahoo.com

**LBC Express (Hari ng Padala!)**
Fahad Al-Salem St., Block 13, Shop 28 Basement
Coupon 1, 2, 3, Alsalhiya, Kuwait City
Tel. 22461522
Contact: RIAN JAY BANAGA (Team Leader-Kuwait)
Mobile: 51102610
Email: rpbanaga@lbcexpress.com

**EZ Cargo Co.**
Door to Door Services
PHILIPPINES – ETHIOPIA - INDONESIA
Air freight/Sea Freight
Kuwait, Shuwaikh (Al-Fahm Roundabout)
Tel. 24911088, Fax:24927099
Email: ez.cargo@yahoo.com
Contact: ERIC (965)97207409

## PINOY SHOPS

**SISTER'S COLLECTION & BEAUTY PRODUCTS**
Basement, Hotline Billiard, Salhiya Tower
Opposite KFC – Kuwait City
Contact: Ms. RHODA
Tel. 60932262

**JGS KABAYAN Online Store**
Bags, T-shirts, Health & Beauty Products, etc.
www.facebook.com/jgs.kabayan

**BACLARAN SALHIYA**
For Shoes & Bags
B.15, Basement, Salhiya Tower, Kuwait City
Tel. 22436473
www.facebook.com/baclaran.salhiya

**ROSELOU BEAUTY PRODUCTS**
Perfumes, Garments, Cosmetics
Shop 29, Mezzanine Floor, Megatheer Mall
Farwaniya, Kuwait
Tel. 24712988

**WHOLE CARE HOME MEDICAL CARE SERVICES**
Second Floor, Office No. 127
Qais Al-Ghanim Bldg.
Block 7, Makka St., Fahaheel
Contact: Arlene Dalal Custodio
Tel. 23915779, 97983200-Dalal, 55181951-Joan

## PINOY RESTAURANTS

**MARIO'S RESTAURANT**
Fahaheel (near NBK, behind Al-Baha Store)
Tel. 23916677

## PINOY ENTREPRENEURS

**CLASSIC HERBS INTERNATIONAL CO.**
(CHIC International) Instant Negosyo
Office No. 10, Mezzanine Floor
Jollibee Bldg., Kuwait City
Contact: Gerben Gumapac
Tels. 66454291, 55884342, Viber 69996079

**AIMGlobal Products, C24/7, Complete, etc.**
ALLIANCE IN GLOBAL (Nature's Way)
Rockstars – Dream Team Alliance
Contacts: Rodel Mustapha – 50590709, 99983664
Romel – 60099488, 99256128
JoeyTabs – 66482289 (Farwaniya)
Al Sali – 66401232, 65559367
Bhilie Abdullah – 50911129 (Jahra)
Ullessis - 69006689

# PAG-USAPAN PO NATIN!




PUBLISHED BY
Kuwait Philippine Cultural Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com







Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.

Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.

Para sa mga komento at mga katanungan, mag-e-mail sa: pagusapan@gmail.com

















# PUWEDE KANG MAGING MAS MALUSOG

Abalang tao si Rustam na taga-Russia. Dati, mayroon siyang mga bisyo pero naramdaman niyang sinisingil na siya ng mga ito. Kay inihinto niya ang paninigarilyo at labis na pag-inom. Pero dahil buong-araw siyang nasa harap ng computer, wala siyang sigla.

Bagaman alas otso ng umaga nagtatrabaho si Rustam, mga alas diyes pa siya nabubuhayan ng dugo. Lagi rin siyang may sakit. Kaya binago niya ang kaniyang rutin. Ang resulta? “Sa nakalipas na pitong taon, hindi pa ako nagkasakit nang mahigit sa dalawang araw bawat taon,” ang sabi niya. “Ang ganda ng pakiramdan ko – gising at alerto – at masaya ako.”

Nakatira naman sa Nepal si Ram, ang kaniyang asawa, at ang dalawa nilang dalagita. Walang sanitasyon sa kanilang lugar, at naglipana roon ang mga lamok at langaw. Dati, madalas silang magkaroon ng impeksyon sa mata at sakit sa palahingahan. Kaya gumawa rin sila ng mga pagbabago at naging mas malusog sila.

## Pangalagaan ang Iyong Kalusugan!

Mayaman man o mahirap, hindi nakikita ng maraming tao ang kaugnayan ng kanilang mga ginagawa at ng kanilang kalusugan. Baka iniisip nila na ang pagiging malusog ay isang bagay na hindi nila kontrolado. Dahil dito, hindi na sila nagsisikap na maging mas malusog at produktibo. Pero ang totoo, mayaman ka man o mahirap, mayroon kang magagawa para maging mas malusog ka at ang iyong pamilya. Sulit ba ito? Oo! Mapagaganda mo ang kalidad ng iyong buhay at mapahahaba ito.

Sa pamamagitan ng salita at halimbawa, matuturuan ng mga magulang ang kanilang mga anak na magkaroon ng kapaki-pakinabang na mga kaugalian. Bilang resulta, magiging mas malusog sila. Sulit din ang panahon at pagsisikap dahil mababawasan ang hirap na dulot ng pagkakasakit at mas kaunti ang panahon at salaping mauubos sa pagpapagamot. Ayon nga sa isang kasabihan, “Prevention is better than cure.” Sa sumusunod na mga artikulo, tatalakayin natin ang limang tip na nakatulong kina Rustam, Ram, at sa maraming iba pa. Makatutulong din sa iyo ang mga ito!

# Tip 1 KUMAIN NANG TAMA

"Kumain. Huwag masyadong marami. Karamihan ay halaman." Sa mga salitang iyan, binuod ng awtor na si Michael Pollan ang simple at subok na payo tungkol sa tamang pagkain. Ano ang ibig niyang sabihin?

KUMAIN NG SARIWANG PAGKAIN. Kumain ng "totoong" pagkain – sariwang pagkain na kinakain ng mga tao noon pa man – sa halip na processed food. Karaniwan na, ang mga pagkaing instant at mula sa mga fast food ay maraming asukal, asin, at taba, na maaaring maging sanhi ng sakit sa puso, istrok, kanser, at iba pang sakit. Kapag nagluluto, subukang mag-steam, mag-bake, at mag-ihaw, sa halip na magprito. Gumamit ng herbs at spices para mabawasan ang konsomo ng asin. Tiyaking tama ang pagkakaluto ng mga karne, at huwag na huwag kakain ng sirang pagkain.

HUWAG KUMAIN NANG MASYADONG MARAMI. Iniulat ng World Health Organization ang nakatatakot na pagdami sa buong daigdig ng mga taong sobra sa timbang at napakataba, na kadalasa'y resulta ng pagkain nang labis. Ayon sa isang pag-aaral, sa ilang lugar sa Aprika, "mas maraming bata ang sobra sa timbang kaysa sa kulang sa nutrisyon." Ang mga batang sobrang taba ay posibleng magkaroon ng mga problema sa kalusugan, kasama na ang diyabetis. Mga magulang, maging mabuting halimbawa sa inyong mga anak sa pagkontrol sa dami ng inyong kinakain.

KUMAIN NG MARAMING HALAMAN. Kumain ng sari-saring prutas, gulay, at mga whole grain sa halip na karne at mga produktong gawa sa starch. Makabubuti ring kumain ng mas maraming isda kaysa sa karne. Bawasan ang konsumo ng mga refined food gaya ng pasta, puting tinapay, at puting kanin, na wala nang gaanong sustansiya. Iwasan ang mga usong diyeta na maaaring makasama sa kalusugan. Mga magulang, ingatan ang kalusugan ng inyong mga anak – sanayin silang kumain ng masusustansiyang pagkain. Halimbawa, sa halip na chips o kendi, bigyan sila ng nuts at sariwang prutas at gulay na nahugasang mabuti.

UMINOM NG MARAMING LIKIDO. Araw-araw, ang mga adulto at bata ay kailangang uminom ng maraming tubig at iba pang likido na walang halong asukal. Damihan ang pag-inom ng mga ito kapag mainit ang panahon at kapag nagtatrabaho nang mabigat o nag-eehersisyo. Nakatutulong ito sa panunaw, nag-aalis ng mga lason sa katawan, nagpapaganda ng kutis, at nakababawas sa timbang. Gaganda rin ang iyong hitsura at pakiramdam. Umiwas sa labis na pag-inom ng alak at matatamis na inumin. Ang isang soft drink bawat araw ay makadaragdag ng 6.8 kilo sa iyong timbang sa isang taon.

Sa ilang bansa, ang malinis na tubig ay mahal at mahirap makuha. Pero napakahalaga ang pag-inom nito. Ang maruming tubig ay dapat pakuluan o gamitan ng kemikal. Sinasabing mas marami ang namamatay sa maruming tubig kaysa sa mga digmaan o lindol. Iniulat na 4,000 bata ang namamatay dahil dito araw-araw. Iminumungkahi ng World Health Organization na pasusuhin ng mga ina ang kanilang sanggol sa unang anim na buwan. Pagkatapos, maaari na nila itong samahan ng iba pang pagkain hanggang sa maging dalawang taon ang kanilang anak.



Tip 2

# Alagaan ang IyongKatawan

MAGPAHINGA NANG SAPAT. Ninanakaw ng mga gawain at pang-abala sa ngayon ang ating panahon sa pagtulog. Pero napakahalaga nito para sa mabuting kalusugan. Ipinakikita ng mga pag-aaral na habang natutulog tayo, ang katawan at utak ay nagkukumpuni kaya tumatalas ang ating memorya at gumaganda ang ating mood.

Ang tulog ay nagpapalakas ng resistensiya at nagsisilbing proteksyon laban sa impeksyon, diyabetis, istrok, sakit sa puso, kanser, sobrang katabaan, depresyon, at marahil pati sa Alzheimer's disease. Huwag labanan ang antok sa pamamagitan ng caffeine, matatamis na pagkain, o iba pang pampagising: dapat itong itulog. Karamihan ng adulto ay nangangailangan ng pito hanggang walong oras na tulog para gumanda ang kanilang hitsura, pakiramdam, at pagtatrabaho. Mas mahabang tulog pa ang kailangan ng mga kabataan. Ang mga kabataang kulang sa tulog ay mas malamang na magkaroon ng problema sa isip at makatulog habang nagmamaneho. Lalong kailangan ang tulog kapag tayo'y may sakit para mas mabilis tayong gumaling. Halimbawa, kapag may sipon, makatutulong ang dagdag na tulog at pag-inom ng maraming tubig.



## Gaganda ang iyong kalusugan kung aalagaan mo ang iyong katawan

INGATAN ANG IYONG MGA NGIPIN. Ang pagsisipilyo at pagpo-floss pagkatapos kumain, at lalo na bago matulog, ay tutulong para maiwasan ang pagkasira ng ngipin, sakit sa gilagid, at pagkabungi. Hindi natin mapapakinabangan nang husto ang ating kinakain kung wala ang ating tunay na mga ngipin. Ayon sa ulat, hindi pagtanda ang ikinamamatay ng mga elepante kundi unti-unti silang namamatay sa gutom kapag nasira na ang kanilang mga ngipin at hindi na sila makanguya nang maayos. Kaya naman, ang mga batang naturuang magsipilyo at mag-floss pagkatapos kumain ay nagiging mas malusog hanggang sa pagtanda.

MAGPATINGIN SA DOKTOR. May mga sakit na kailangang ikonsulta sa doktor. Kung maaagapan mo ang mga ito, makatitipid ka at mas mabilis kang gagaling. Kaya kung masama ang pakiramdam mo, magpatingin sa doktor para matukoy at magamot ang iyong sakit, sa halip na remedyuhan lang ang mga sintomas nito.

Maiiwasan ang malulubhang problema kung regular kang magpapa-checkup sa mahuhusay na health-care provider, gaya ng pagpapatingin sa doktor sa panahon ng pagbubuntis.

Tip 3

# Maging Aktibo

MAG-EHERSISYO. Kung tayo'y aktibo, magiging mas maligaya, masigla, at produktibo tayo. Magiging mas malinaw rin ang ating isip. Kung sasabayan pa ito ng tamang pagkain, makokontrol din natin ang ating timbang. Hindi naman kailangang masakit o sobra-sobra ang ehersisyo para maging epektibo. Ang regular at katamtamang ehersisyo mga ilang beses bawat linggo ay makatutulong nang malaki.

Ang jogging, brisk walking, pagba-bike, at pagsali sa aktibong isports ay nakapagpapabilis sa tibok ng puso at nakapagpapapawis. Mapalalakas ng mga ito ang iyong katawan at makaiiwas ka sa atake sa puso at istrok. Kung isasama mo sa gayong ehersisyo ang calisthenics at pagbubuhat ng weights, titibay ang iyong mga buto, kalamnan, braso, at binti. Mapananatili rin nitong mabilis ang iyong metabolismo, na nakatutulong naman sa pagkontrol ng iyong timbang.

MAGLAKAD. Ang ehersisyo ay kapaki-pakinabang sa lahat, anuman ang kanilang edad. Hindi na kailangang mag-gym para magawa ito. Malaking bagay na kung maglakad ka sa halip na sumakay ng kotse, bus, o elebeytor. Huwag nang mag-hintay ng masasakyan kung puwede ka namang maglakad, at baka makarating ka pa nang mas mabilis sa iyong pupuntahan. Mga magulang, pasiglahin ang inyong mga anak na maglaro sa labas ng bahay hangga't maaari. Magkakaroon ng koordinasyon ang kanilang katawan at magiging malakas sila. Hindi ito magagawa ng mga libangang gaya ng paglalaro ng video games kung saan lagi silang nakaupo.

**"Kung ang ehersisyo ay tableta, ito na siguro ang pinakamadalas iresetang gamot sa mundo." (Emory University School of Medicine) Sa lahat ng bagay na makabubuti sa ating kalusugan, isa ang ehersisyo sa talagang kapaki-pakinabang.**

Anuman ang iyong edad, makikinabang ka kung magsisimula ka sa simpleng mga ehersisyo. Kung may-edad ka na o may mga sakit at hindi sanay mag-ehersisyo, kumonsulta muna sa doktor. Pero huwag itong ipagpaliban! Kung hindi bibiglain ang pag-eehersisyo sa simula, makakatulong ito kahit sa mga may-edad para mapanatili ang kanilang bone mass at ang lakas ng kanilang kalamnan. Tutulong din ito sa kanila na makaiwas sa pagkatumba.

Ehersisyo ang nakatulong kay Rustam, na binanggit sa unang artikulo ng seryeng ito. Pitong taon na ang nakaraan, siya at ang kanyang asawa ay nagsimulang mag-jogging sandali tuwing umaga, limang beses sa isang linggo. "Nung una, lagi kaming nagdadahilan," ang sabi niya. "Pero nakatulong sa amin ang pagpapasigla sa isa't isa. Ngayon, nag-e-enjoy na kaming gawin ito."




# Ingatan ang Iyong Kalusugan

PANATILIHING MALINIS ANG IYONG SARILI. "Ang paghuhugas ng kamay ang pinakaimportanteng bagay na magagawa mo para maiwasan ang pagkalat ng sakit at para manatiling malusog," ang sabi ng U.S. Centers for Disease Control and Prevention. Sinasabi na 80 porsiyento ng mga sakit ay naipapasa ng maruruming kamay. Kaya laging maghugas ng kamay. Gawin ito lalo na bago kumain, maghanda ng pagkain, maglinis o humawak ng sugat, at pagkatapos humawak ng hayop, gumamit ng palikuran, o magpalit ng diaper ng sanggol.

Mas epektibo ang paghuhugas ng kamay gamit ang tubig at sabon kaysa sa paggamit ng mga alcohol-based hand sanitizer. Magiging mas malusog ang mga bata kung sanayin sila ng kanilang mga magulang na maghugas ng kamay at huwag hawakan ang kanilang bibig at mata. Makatutulong din kung araw-araw kang maliligo at kung laging malinis ang iyong mga damit pati na rin ang mga punda at sapin sa higaan.



**Ang simpleng mga pag-iingat ay tutulong sa iyo na makaiwas sa sakit at pagdurusa, pati na sa gastos at abala.**

UMIWAS SA NAKAHAHAWANG SAKIT. Iwasang lumapit sa mga taong may sipon o trangkaso at huwag makisalo sa kanilang mga gamit sa pagkain dahil nakahahawa ang kanilang laway at bahin. Ang mga sakit na nasa dugo gaya ng hepatitis B at C at HIV/AIDS ay pangunahing naililipat sa pamamagitan ng pakikipagtalik, pagtuturok ng droga, at pagpapasalin ng dugo. Ang bakuna ay makatutulong para maiwasan ang ilang sakit, pero kailangan pa ring mag-ingat kapag kasama ang mga taong may nakahahawang sakit. Iwasang makagat ng mga insekto. Huwag maupo o matulog sa mga lugar na maraming lamok o iba pang insektong may dalang sakit. Gumamit ng kulambo, lalo na para sa mga bata, at insect repellent.

PANATILIHING MALINIS ANG IYONG TAHANAN. Gawing malinis at masinop ang loob at labas ng iyong tahanan. Linisin ang lahat ng posibleng pamugaran ng lamok. Ang mga walang-takip na pagkain at basurahan ay dinarayo ng mga insekto at daga na maaaring magdala ng baktirya at maging sanhi ng sakit. Kung walang palikuran, gumawa ng hukay sa halip na dumumi kung saan-saan. Takpan ito para hindi puntahan ng mga langaw na nagdadala ng impeksyon sa mata at iba pang sakit.

PROTEKTAHAN ANG IYONG SARILI. Sumunod sa mga batas pangkaligtasan kapag nagtatrabaho, nagbibisikleta, nagmomotorsiklo, o nagmamaneho. Tiyaking ligtas ang iyong sasakyan. Gumamit ng mga proteksiyon sa katawan gaya ng safety glasses, helmet, at tamang sapatos, gayundin ng mga seat belt at earplug. Iwasan ang sobrang pagbibilad sa araw, na sanhi ng kanser at maagang pagkulubot ng balat. Huminto sa paninigarilyo. Kung gagawin mo ito agad, liliit ang tsansa mong magkaroon ng sakit sa puso, kanser sa baga, at istrok.

# Pasiglahin ang Iyong Sarili at ang Iyong Pamilya

Tip 5



**Ang pagkakaroon ng kaalaman tungkol sa kalusugan ay magpapasigla sa iyo na gawin ang kailangang mga pagbabago para maging mas malusog ka at ang iyong pamilya.**

PATULOY NA MAG-ARAL. Sa maraming bansa, may mga pribado at pampublikong institusyon na nagbibigay ng mga babasahin at nagtuturo tungkol sa iba't ibang paksa sa kalusugan. Samantalahin ang mga ito at pag-aralan kung paano mo mapabubuti ang iyong kalusugan at maiiwasan ang pagkakasakit. Panatilihing bukas ang iyong isip at maging handa na gumawa ng simpleng mga pagbabago.

Ang mabubuting kaugalian na natutuhan at sinusunod mo ay pakikinabangan ng iyong mga anak at ng magiging mga anak nila. Kapag ang mga magulang ay nagpapakita ng magandang halimbawa sa pagkain, kalinisan, pagtulog, pag-eehersisyo, at pag-iwas sa sakit, malamang na gagayahin ito ng kanilang mga anak.

MAGKAROON NG MAS MATINDING DAHILAN PARA MABUHAY. Hindi sapat ang pagpapahalaga sa sarili para maingatan ang kalusugan. Mahirap alisin ang di-magagandang nakagawian, at kailangan ng matinding determinasyon para makagawa ng kahit simpleng mga pagbabago. Nariyan man ang panganib na magkasakit nang malubha o mamatay, baka hindi pa rin gawin ng ilan ang alam nilang makabubuti sa kanila. Kung gayon, ano ang kailangan? Kailangan nating magkaroon ng mas matinding dahilan para mabuhay.

Kailangang manatiling malusog at malakas ang mga mag-asawa para patuloy na matulungan ang isa't isa. Nais ng mga magulang na patuloy na maalalayan at masanay ang kanilang mga anak. Kailangang alagaan ng malalaki nang mga anak ang may-edad na mga kamag-anak. Nariyan din ang pagnanais na makatulong at huwag maging pabigat sa komunidad. Ang lahat ng ito'y udyok ng pag-ibig at pagmamalasakit sa iba.

Ang mas matindi pang dahilan ay ang pasasalamat at debosyon sa ating Maylikha. Pinahahalagahan ng mga naniniwala sa Diyos ang kaniyang kaloob na buhay. Kung malusog tayo, mas makapaglilingkod tayo sa Diyos. Ito na nga ang pinakamatinding dahilan para ingatan ang ating kalusugan. (Mula sa Gumising! magazine ng Watchtower Bible & Tract Society, Philippines)

# PANGALANG PANALO SA IYONG NEGOSYO

Pumili ng isang magandang pangalan para sa iyong negosyo na tumutukoy sa mga produkto o serbisyo nito. Dapat ito ay madaling kilalanin at matandaan ng iyong mga kustomer.

Maging malikhain sa pagpili ng pangalan ng iyong negosyo ngunit may tatlong bagay kang dapat ikonsider sa pagpili.

UNA. Makakatanggap ba ng proteksyong tatak-pangkalakal ang napili mong pangalan para sa iyong negosyo?

PANGALAWA. Ang pangalan ng negosyo na iyong iminumungkahi ay maari pa bang magamit? Siguradohing walang iba ang nagmamay-ari rito.

PANGATLO. Kung ang iyong negosyo ay magkakaroon ng isang website, magagamit ba ang kaparihong pangalan upang iyong maging domain name?

Ang pinakamahusay na pangalan para sa mga maliliit na negosyo ay yaong madaling tandaan at iugnay sa produkto o serbisyo ng iyong negosyo. Maari kang gumawa ng pangalang hindi kaugnay ng iyong negosyo ngunit mangangailangan ito ng malakihang adbertisyo para ipakilala ang iyong produkto o sebisyo sa mamimili. Kaya't mainam at pinakamadaling gawin ang humanap ng pangalang kaugnay sa iyong negosyo.

Tips para sa pagpili ng isang natatanging Pangalan ng Negosyo.

Narito ang ilang mga alituntunin sa paghahanap para sa isang natatanging pangalan ng negosyo.

1. Gumawa ng pangalang madaling tandaan.



2. Ang iyong pangalan ay dapat na nakakaakit at madaling gamitin.
3. Iwasan ang heograpikal na mga pangalan.
4. Huwag limitahan ang pangalan ng iyong negosyo sa mga linya ng produkto.
5. Humingi ng payo sa iba.

(pinoybisnes.com)

Ang bahaging ito ay hatid sa inyo ng ICSA Computer Institute. Dito kayo magpa-enroll ng Bachelor of Science in Business Administration (BSBA) major in Business Management o Business Marketing. Sa mga ganitong kurso ay malalaman ninyo kung papano patakbuhin ang sariling negosyo. Ang ICSA Computer Institute ay matatagpuan sa 8th floor, Panasonic Tower, Maliya, Kuwait. For more information, tawag lang sa 22467301, 22403408, 99302850, 96621592. Ang kanilang website: www.icsa.us

# Kwentong Kapuso: Mahirap pag iba ang kulay mo

**Raul Dakul tubong Mandaluyong**

Halos 20 years na din ako dito sa the "land of the rising sun" at aaminin ko na kahit papaano ay maganda ang pamumuhay ng pamilya namin dito. Madali ang trabaho, malinis ang kapaligiran, maayos ang serbisyo ng gobyerno, at puede mong kainin ang gusto mong kainin.
Kahit madalas ang lindol at may bagyo paminsan minsan, kumportable talaga ang buhay dito. Marunong na akong magsalita ng Hapon at natanggap ko na rin na sumabay sa kanilang kultura. Naging isa akong mabuting mamamayan na handang tumulong kung kinakailangan.
Ngunit ang masakit sa lahat ay naiiba ka pa rin kapag ikaw ay isang "gaijin" o isang foreigner.
Nang maging teenager na ang aking mga anak, napapansin ko na unti-unting nahihiya sila na ang tatay nila ay iba dahil sa kanyang kulay at pinanggalingan.
Ayaw nilang katabi ka kung naglalakad sa mall o namamasyal sa park at baka matukso ng mga kaibigan nila.
Tinanong ko sila kung bakit at dahil daw sa ako ay "gaijin." Kahit masakit ay naiintindihan ko ang punto nila kaya nga hindi ko ginamit ang last name ko para sa kanila.
Ginawa ko ito para hindi sila tuksuhin sa eskuwela pero ito yata ang pagkakamali ko. Malaki yata ang naging epekto nang iba ang apelyido nila sa akin.
Hindi lang naiintindihan ng mga anak ko na mahirap ang mamuhay sa ibang bansa. Kahit sa Saudi, Australia at Amerika, dayuhan ka doon habang buhay.
Puede kang umarte at magsalita katulad nila o maging boss ng kumpanya sa kanilang bansa pero kulang pa rin ang lahat na ito para ikaw ay maging katulad nila.
Minsan habang kumakain ako sa labas ng convenience store ay dumating ang dalawang pulis at hinanapan ako ng papeles, minsan din habang nagbibisikleta, hahabulin ka din. Mahirap din humanap ng apartment dahil foreigner ka at kung iabot ang sukli sa iyo sa tindahan eh ilalaglag ang barya sa kamay mo.
Sabi nila na when in Rome, do as the Romans do and to assimilate yourself to your surroundings.
Ang masasabi ko lang na kahit gawin mo ito, iba ka pa rin sa mata ng madla.
Kahit maging successful ka na, iba pa rin ang pakiramdam at alam mo yan.
Pero kahit ganito ang buhay ng foreigner dito sa Japan, di ko masisisi ang mga mamamayan dito dahil ganun talaga kahit sa ibang bansa. Ganun din sa Pilipinas na iba ang tingin at trato sa mga maiitim na tao tulad ko.
Naalala ko tuloy noon na nasa Hong Kong ako in 1989 at tumitingin ng camera sa isang tindahan. Sinabihan ako ng Instik na lumabas ng tindahan at wala daw akong pera dahil Pilipino ako. Masakit man pero nilunok ko na lang.
Eto lang ang masasabi ko sa aking ekspirensya sa aking pamumuhay sa abroad. Kaya ilan taon na lang at maninirahan na ulit ako sa Pilipinas na hanggang ngayon ay di ko pa rin matanggap kung bakit ko siya iniwan sa simula. Maraming salamat sa oras ninyo.
(gmanews.com)

Si Mocomichi Hayami, isang Actor.
Half Filipino half Japanese.



*Dr. Gyndolyn "Amirah" Espina*

# Massage Therapy An All Around Remedy

Sa maraming aspeto ng pangkalusugan ang Massage Therapy ay kabilang sa mga alternatibong gamot sa larangan ng medical treatments. Sa maraming magkakaugnay na kaso, katulad nalang halimbawa sa sakit ng hindi pagkatulog o insomnia o kaya'ty epekto sa mga gamot na iniinom na syang dahilan ng di dinadalaw ng antok. Mga malalim na pag-iisip o maraming iniisip at mga bagay na lubhang nakakaapekto sa pagtulog na kung sa ingles pa ay «Psychological effects» o kaya ang isang tao ay may kinatatakutan, dahilan rin yan sa hindi pagkakatulog. Bad or Good Imaginations ay pwede ring sanhi ng di pagkakatulog. Maaaring over excited sa mga bagay na kinasasabikan at kung anu-ano pa. Ang mga sintomas na ito ay di malulunasan sa pag inom ng gamot, maaaring uminom ng sleeping pills upang makatulog, pero hindi ito ang mabuting paraan upang maging malusog ang ating katawan at pag iisip, ang ating isip ay maaaring mapagod ng sobra-sobra dahil sa hindi ito nakapagpahinga ang ating utak sa kaiisip ng kung anu-anong mga bagay na di naman masyadong importanteng isipin. Ang pagkakaroon ng uri ng sakit na ito ay syang magpapahina sa ating Immune System na syang pangunahing bacteria fighters laban sa mga impeksyon.

Sa isyong ito, ating tatalakayin ang tungkol sa « Massage Therapy bilang all around remedy». Yes! Exactly! Ang pagmamasahe sa buong katawan (whole body massage therapy) likod at harap. ( back and front massage) ay makatutulong sa taong di dinadalaw ng antok, o kaya'y di di inaantok 24 hours a day up to 7 days a week. Over??!!! Yes, merong mga taong nahihirapan makatulog kahit gusto na nyang matulog pero di sya makakatulog! Palaging gising ang kanyang diwa, gising ang kanyang isip, ayaw magpahinga ng kanyang utak sa kaiisip ng kung anu-ano nalang ang mga iniisip. Ang tawag sa sakit na yan ay INSOMNIA. Tulog - ngunit gising! Nakapikit ang mga mata, ngunit gising ang diwa. Ang insomia ang pangunahing dahilan na ang tao ay tuluyang magkakaroon ng mga sakit na medyo mahirap gamutin, na nangangailangan ng mga special medications. Ngunit pagdating naman sa hospital o sa mga pagamutan ay wala ring mangyayari, bibigyan ka lang ng mga gamut na pangkaraniwan katulad ng panadol o kaya ay adol. Hindi naman gumagaling. Bakit? Dahil hindi naman makakarating ang gamot sa dapat mapuntahan dahil ang mga nerves at arteries at veins ay maaring barado, sanhi ng maraming dahilan kung bakit ito nagiging congestive o nagkaroon ng congestions sa labas at loob ng mga kaugatan o nerves and arteries na s'yang primary "blood vessels of the Lymphatic Flow". Kaya papaano ka nga gagaling kung gayong hindi naman makarating sa dapat mapuntahan ng parte ng katawan ang mga gamot na iyong iniinom? Anong dahilan? Barado! Kung baga na traffic ang mga gamot. At that time mahina na rin ang iyong immune system, so mabilis ang pagpasok ng bacteria at mga microbyo sa ating katawan at ito na, may sakit na tayo.

Paano natin ito maiwasan? Simple lang, may isang kasabihan na aking naririnig ng ako ay nag aaral pa lamang sa kursong Bachelor of Science in Physical Therapy, that was during my first day of Internships in one of the private hospitals in Manila, syempre! Philippines! Ang professor ko

